# MAÑGA PAGNINILAYNILAY

NANG

# TAUONG CRISTIANO

at pagsisiyam sa casantosantosang

## NUESTRA SEÑORA DE CONSOLACIÓN:

Quinatha nang M. R. P. Ex-Difinidor,

Fray Melchor Fernandez

*sa Orden ni S. Agustin na Ama natin, Prior vocal at Cura sa Bayan nang Malolos.*



MANILA.

Imprenta de los Amigos del Pais,

*Calle de Anda núm. 10.*

**1881.**

# MAÑGA PAUNAUA

NA

# NAGSASAYSAY SA CALOLOUA.

NANG

## BAGAY SA PAG-GAUA NITONG NOVENA

sa pagcacamit nang ninanasang caaliuan.

Ang catamistamisang Mangañgaral na si Jesus ay nagtalaga sa mañga sarisaring halimbaua, ang tumaimtim sa ating mañga puso ang pagcatotoo nang mañga pangaco niya, at ang boong pag-asa na dapat nating taglayin sa paghiñgi sa caniyang Amang Dios nang cagamutan sa ating mañga cahirapan. At sa di rin nagcasiya sa caniyang cagaliñgan ang bagay na ito, at nang lalong mahayag ang pagcatotoo nang caniyang pañgaco, ay pinapagtibay pa niya doon sa mañga uinica sa caniyang mañga discípulos, para nang sabi ni S. Juan: *Anomang bagay* (ang uica) *na inyong hihiñgin sa aquing Amo, sa ñgalan co, ay ipagcacaloob din sa inyo.* Diyata ¿ano cayang dahilan, na baga

ma,t, ito,i, pinagtibay nang isang Dios sacdal catotohanan, na hindi macapagdaya sa caniyang manḡa panḡaco, ay bihira ang nagcacamit nang bunḡa nang manḡa cahinḡian niya? ¿At baquin naman sa gayong caraming nacacalat na manḡa panalanḡin, at lalong lalo pa ang manḡa Novenas; gayon man, ay nagaganap din nḡayong panahong ito sa manḡa cristiano, yaong sumpa nang Panḡinoong Dios sa bayang Israel, na ang uica sa bibig ni Isaias: ***pacaramihin man ninyo ang inyong manḡa cahinḡian, ay hindi co rin paquiquingan?***

Ang dahilan, calolouang cristiano, nang gayong casam-an, ay hindi iba, cundi ang di paghinḡi sa nḡalan ni Jesus; at ayon sa masid at sabi ni S. Gregorio, humihinḡi ang tauo sa nḡalan nang Mananacop, cun ang paghinḡi,i, nauucol sa cagalinḡan nang caloloua. Ang dating inoogali nang tauo sa manḡa cahinḡian, at pag Nonovenas man, ay ang paghinḡi at pagnanasang magcamit nang cagalinḡang ualang cabolohan na di mananatili, at di rin macapagyamang totoo sa mag-

aari noon; ó doong caya nahinguil sa casiraan, ó caual-an nang mañga ari-arian na caniyang inaacala; ó doon naman sa macaligtas lamang sa capighatian, casaquitan caya na dinadalita, at bibihirang mag-alaala sa totoong mañga cagalingan na icapapasa Langit nila. Caya hindi sucat panguilalasan ang di macamtan ang buñga nang mañga cahiñgian nang tauo. Sa pagca cun ang lalong pag-ibig nang Dios ay ang cagalingan nang ating mañga caloloua, at ang cagalingan nang catauan ay parang daan lamang, at caragdagan sa pagcacamit niyon; cun nauauala, ó nalilimutan sa mañga panalangin ang lalong dapat hingin, ay siya ring iquinauauala sa canila nang mañga sucat maguing dagdag, cun hindi naoocol sa cagalingan nang ating mañga caloloua; na dahilan dito,i, uiniuica nang marangal na si S. Agustin, na ang nananalangin sa Dios dahilan sa mañga cahirapan dito sa buhay, sa malaquing caauaan ay pinaquiquingan, at sa malaqui ring caauaan ay di pinaquiquingan, sa pagca marunong pa ang médico sa may saquit nang lalong dapat sa pag-galing niya.

Caya nḡa, calolouang cristiano, sa pagca,t, ibig co nḡa ang macamtan mo sa tulong nang maauain nating Ina, na CONSOLACIÓN ang pagbansag, ang caaliuan na quinacailanḡan mo sa pagligtas sa capighatian na iyong dinaramdam, ay ipinacaná co itong Novenas sa siyam na lalong calaquilaquihang cahirapan at casalatan na sucat dumating sa isang cristiano, samantalang lumalacad ang calumbay-lumbay na panḡinḡibang bayan nang caniyang buhay, hangan sa mahadlicain siya sa manḡa gulong balisa, at macamtan ang caloualhatiang ualang catapusan.

Ay ito nḡa: ang una una, ay ang caual-an nang manḡa mahihirap: ang icalaua,i, ang cahirapan nang nanḡalulumbay: ang icatlo,i, ang sa manḡa nabibihag: ang icapat ang sa nanḡaglalayag; ang icalima,i, ang sa manḡa nagcacasaquit: ang icanim, ang sa manḡa naghihinḡalo: ang icapito,i, ang sa manḡa macasalanan: ang icaualo, ang sa manḡa banal; at ang cahulihulihan, ay ang sa manḡa calolouang nanḡa sa Purgatorio: datapoua,t, gayon ang pagca lagay, na

ang mañga cahirapan, na ocol sa catauan, ay ipinalagay co na parang anino, ó dahilan nang mañga totoong cahirapan nang caloloua, at nang cun maquilala mo sila sa totoong capighatian, na itinuturo nang ating pananampalataya, ay tumauag ca sa totoong paghibic nang iyong puso sa Inang mapang-aliu, at nang macamtan sa caniyang pagca maauain ang caaliuang macapagliligtas doon; at cun macaligtas ca ñga, ay sucat cang umasang totoo, ang aaliuing ca, ó sa pagbibigay sa iyo nang tantong caliuanagan sa Lañgit, at nang matahimic at matoua ca sa calaguitnaan nang iyong mañga capañganiban at capighatian; ó sa pagliligtas caya sa iyo sa lahat na cahirapan na dinadamdam nang iyong catauan, yayamang ang Dios din ang nagpapatotoo, na ang tauong humahanap nang Caharian nang Lañgit, at caniyang cabanalan, pagdaragdagan pa nang naoocol sa caniyang catauan.

Itinatañgis nang minsan nang profetang si Jeremias, na ang caculañgan nang pagdidilidili sa loob, ang siyang iquina-

sasama nang tauong caramihan; at tunay nğa 'naman, na itong caculanğan nang pagdidilidili sa loob ay ang naguiguing dahil, na ang caramiha,i, lungmalacad sa daan nang infierno, at siya ang naguiguing dahil nang paghahari nang gulo, nang pagsamba sa anitong caparanğalanan, nang malabis na pag-ibig sa cayamanan at sa manğa lasap nang catauan: caya minagaling co ang maglagay sa Novenang ito nang manğa pagninilay na cun pagmulayin sa loob, ay maliuanagan siya sa totoong catotohanan, at pagninğasan sa pag-ibig sa Dios, at nang tambing mauala ang nacasasangsala sa totoong cagalinğan. Marami nğa ang manğa panalanğin na quinatha sa bagay na ito nang manğa Santos at marurunong na tauo, datapoua,t, cun minsa,i, parang manğa armas na hindi nababagay sa lacas nang iyong catauan; at madalas naman ang isang hibic, isang buntung hininğa caya na nagbubuhat sa caibuturan nang puso, ay lalong naoocol, ó nababagay sa pagtatagumpay sa demoniong caauay natin.

Mabuti ñga ang mañga armas na bigay ni Saul cay David, sa paglaban cay Goliat; datapoua,t, armas yaon nang isang Hari, at si David ay isang pastor, na dili bihasa sa manejo niyaon; caya tinalicdan niya, at sa ualang halagang pamaca niya, ay tinalo ang Felisteong quinatatacutan nang boong Israel. Gayon din, calolouang cristiano, cun magpilit cang mabihasa sa mañga pagninilay nitong Novenas, at sa totoong cababaang loob, ay matatalo mo rin ang Gigante (ang demonio baga) na quinatatacutan mo. Purihin sa mataimtim na pagpapasalamat ang casantosantosang Vírgen María, pacundañgan sa mañga caaliuan na ipinagcaloob niya sa caniyang mañga mauilihin, at ganito ñga ang paggagayac mo sa pagcacamit sa mahal na camay niya nang sang-gayong mañga caloob.

Sa pag-gaua nitong Novena, ay luluhod cun iyong macacayanan, ó lumagay sa ibang lagay na lalong marapat, at dadasaling taos sa loob ang Panalañgin sa pag-gayac; ititiñgala mo ang iyong puso

sa Dios, at sa caniyang casantosantosang Ina na hinaharap mo, at saca pacahimaning basahin ang pagninilay na naoocol sa arao: tuloy pagmumulayin mo yaong binasa mo sa isang pagdidilidili ó catahimican nang loob, halagang isa, ó dalauang bahagui nang isang oras, ayon sa mang̃a abala, caibigan, at lacas nang catauan: at cun matapos ang nasabing pagmumulay, dadasalin tuloy ang mang̃a panalang̃in na natatalá sa Novena.

Ualang tacdang panahon sa pag-gaua nitong Novena, at magagaua sa alin man; datapoua,t, lalong bagay yaong mang̃a arao na sinusundan nang malaquing cafiestahan nang mahal na Vírgen; at sa loob nang Novena ay dapat ng̃a ang gumaua ca nang isang gauang magaling, alang-alang sa mahal na Señora; at sa isa ring arao nang Novena ay magcompisal at magcomulgar, at nang mangyaring sa tulong nitong mang̃a mahal na Sacramentos, ay lalong gumayac sa pagcacamit nang caaliuan na iyong ninanasa.

# PUNO

ó

## PASIMULA NANG NOVENA SA MAHAL

NA VIRGEN N. S. DE CONSOLACIÓN.

## UNANG ARAO.

*Cung macapagtanda na,i, uiuicain ang nañgasusunod:*

Labi co, Poon, ay bucsan,
loob co,i, paliuanagan,
na cun tumauag macamtan
ang mahal mong caaliuan.
Gloria sa Ama at Anac,
gloria rin sa Sintang alab,
Haring macapangyarihan
na magpa sa ualang hangan.

## PANALAÑGIN

*sa pag-gayac na uiuicain sa arao arao:*

Caalam alamang Inang maauain, sa totoong pañgamba at malait na hiya, sa

caramihan cong casalanan, datapoua,t, sa malaquing asa co sa catamis-tamisan mong ngalan na CONSOLACIÓN, na pinababansag mo diyan sa mahal mong larauan, sa boong capacumbabaan ay humaharap aco sa iyo, at sa totoong lacas nang aquing loob ay nag-aamo-amo na aco,i, calarahin nang mahal mong saclolo, at nang ang caloloua co,i, maliuanagan sa sinag nang macapangyarihang arao, na sumasacamay mo, at maguising ang aquing ala-ala, lumiuanag ang aquing bait, at paningasan ang aquing loob, at nang umaquiat, na parang mabangong incienso, ang panalangin co sa mahal niyang harapan; ulanin ang aquing caloloua nang hamog nang caniyang manga biyaya, at aco,i, gayaquin nila sa pag-aliu nang caniyang aua. At nang houag maguing sangsala sa caniyang manga tulong ang manga alapaap nang manga casalanan co, ay iniuauacsi cong lahat, at sa lubos na pagsisisi, ay uiniuica co: «Catamis-tamisang cong Jesus, Amang malologdin at Manananacop sa aquing ca-

loloua, alang-alang din sa iyo, at sa pagca iniibig quitang lalo sa lahat, sa boong puso co,i, pinagsisisihan cong masaquit, ang dilang ipinagcasala co sa iyo, nagtitica acong matibay na matibay na di na mulimuling magcasala sa iyo, at umaasa aco sa pagca maauain mo, ang aco,i, babahaguinan nang mahal mong gracia, nang macatupad sa aquing pañgaco.

## PAGNINILAY.

*María na mapang-aliu sa mañga naghihirap.*

Malasmasin, caloloua co, ang sa mundo,i, caruc-haan nang tauong nauaual-an. Ang totoong nagdadala noon, ay parang nalilibot nang lahat na cahirapan, culang sa totoong pagcain, culang sa damit, at culang din sa guinhauang tahanan, na macapag-adya sa caniya sa casam-an nang panahon; lumalayo sa harapan niya ang mañga tauo, sinisiphayo, quinalulupitan, iquinahihiyang abayan at lapitan, at siya ñga,i, quinarurumihan nang lahat. ¡Oh mapalad na caruc-haan!

anong mura at anong halay nang muc-ha mo sa mundo! Datapoua,i, himanmanin mo, caloloua co, na sa mata nang Hari sa Langit, ay gayong camahal at mahalaga ang caruc-haan na pinili niyang casama, boó niyang pagcabuhay dito sa mundo. ¿Na-aalaman mo baga cun aling caruc-haan ang quinalulupitan nang Pang̃inoong Dios? Ang sa caloloua mo, cun na sa casalanan; guinhaua ca man sa lahat nang bagay na cagalingan dito sa mundo, dahilan doon ay duc-ha cang totoo; hubad ca ng̃a sa mang̃a mahal na damit nang gracia nang Dios at nang caniyang mang̃a biyaya; patay sa gutom, at dili macagagaua nang anomang mararapat sa caloualhatian nang Lang̃it; at lalong mahalay at masamà sa mata nang Pang̃inoong Dios, caiba sa lalong caduc-ha duc-haan sa mata nang mundo. ¡Oh cabulagan! Ang di cumilala sa totoong caruc-haan! Caya idilat ang mang̃a mata mo, calolouang cristiano, sa liuanag nang pananampalataya,i, quilalanin ang caruc-haan mo, at tuming̃ala ca sa Inang mapang-aliu. Isipin mo, na

baga ma,t, siya,i, Hari nang Lang̃it at lupa, ay umibig din maghayin sa Simbahan na parang duc-ha. Umasa ca sa mahal niyang cagaling̃an, na pacacamtan sa iyo ang quinacailang̃an mo, cun mararapat sa iyong icagagaling at sa caniyang capurihan; ó bibig-yang ca nang tantong caliuanagan sa pagquilala sa mang̃a cayamanan nang caruc-haan, na dahilan doo,i, macacamtan mo ang mang̃a cayamanang ualang catapusan sa Lang̃it.

## PANALAÑGIN.

Macapangyarihang Hari nang Lang̃it, at iisang totoong Pang̃inoon nang mang̃a Tesoro at totoong cayamanan, pagningning̃an mo ang mataas mong capangyarihan sa paghang̃o sa aquing caloloua sa casalatang dinaramdam: pagyamanin mo siya sa Tesoro nang mahal mong gracia, pacabihisan mo sa mahalagang cabanalan, at cun mapaui ang halay nang casalanan co, ay maguing malouahati ang caloloua co sa mahal mong harapan. At sa pagca sa maliab na

sinta, ay tinitingnan mo ang mañga cahirapang lahat, ipagcaloob mo sa aquin, na mahangō aco sa cahirapang hinaharap, cun ito,i, maguiguing dapat sa capurihan mo; at cun hindi, turoan aco sa mahal mong aral at pasunod, nang macapagbatang lomanay nang lahat cong dinaramdam, at cun gayo,i, macamtan co ang mahal mong Caharian.

At icao, Inang marangal nang Hari nang Langit, sisidlan nang cayamanan niya, catamis-tamisang caaliuan namin, yayang marami nanga ang mañga pagaliu mo sa mañga naghihirap, na humihingi nang aua sa iyo; saclolohan mo ang aquing cahirapan, at sa mahal mong tulong sa iyong Anac, ay macamtan co ang totoong cayamanan, at ang hinihingi co sa paghahadlica sa binabata cong hirap, cung ito,i, marapat sa caniya; at cun hindi, ay big-yan aco nang lacas sa pagtalicod sa lahat cong ari, at nang ihayin co sa caniyang camahalan. Big-yan mo aco nang pagtitiis, sa pagdaralitang mahusay sa lahat nang cahirapan, na nacalilibot sa aquin, at ang catapu-

sa,i, ang ampon, na ninanasa co, alang-alang din sa mahal na Novena.

*Ngayo,i, nang lalong marapat ang tauo sa mahal niyang aua, magdarasal nang tatlong* Ama namin, *at tatlong* Aba Guinoong María at *tatlong* Gloria, *at saca humingi ang baua,t, isa nang caloob na ninanasa.*

## PANALAÑGIN

*sa arao arao sa pagcatapus nang novenas.*

Totoong maauaing Señora, Hari nang manga ángeles, at tauo, Ina nang Dios Anac, at mapang-aliu sa amin; yayamang nahahayag ca sa mundo, diyan sa mahal mong larauan, dahilan sa pag-aliu sa amin, at natatanto mo ang cahirapan na itinatauag, at inahihibic sa iyo nang aquing puso, ay palag-yan mo nang saclolong macapangyarihan, at alang-alang sa manga mahal mong carapatan, ay magcamit aco sa maauain mong Anac, nang caloob at aliu, na ninanasa co, cun maoocol sa caniyang camahalan: at cun dili, ay ipatnugot ang aquing hingi sa lalong mababagay sa caniyang santong

calooban, at lalong maoocol sa caloloua co, nang siya,i, pagsilbihan co,t, ibiguin sa buhay na ito, at saca sa mahal mong casamahan, maquita co,t, mapanood siya sa Langit. Amén.



# DALIT

## SA NUESTRA SEÑORA DE CONSOLACIÓN

### ESTRIVILLO.

Sa lupa,t, sangcalangitan
ay lubos cang catouaan.

*Virgeng Ina,i, cami big-yan*
*aliu sa boong cahirapan.*

Sa calat na caauaan
nang mahal mong cayamanan
nag-aliu ang casalatan
sa caniyang pagcuculang;
houag naming malimutan
mahal mong pagtingalaan.

*Virgeng Ina,i, cami, etc.*

Ang sindac at calumbayan
sa aua mo,i, nasondoan,

sa maguiguing caaliuan
boong daa,i, capatagan,
ang habag ay nalayoan
sa sinta mo,t, casicapan.
*Virgeng Ina,i, cami, etc.*

Manḡa bihag nang paual-an
sa canilang capiitan,
cun sa puso,i, maghinḡian
nang masicap mong amponan,
sa tinḡin mo,i, di cuculang
lanḡit ay cárcel na tanan.
*Virgeng Ina,i, cami, etc.*

Sa dagat na casuclaman,
naglalagay na aliuan,
sa tolong inaasahan,
sa gayong capanḡaniban
tahimic ay macacamtan
sa magulong calagayan.
*Virgeng Ina,i, cami, etc.*

Ang tauag nang nagdaramdam
sa saquit cang cagamutan,

bagsic mo,i, nabatyagan,
sa tauag nila at socoan.
ang puso,i, napagningasan,
lungmayo sa calamigan.

*Virgeng Ina,i, cami, etc.*

Sa aua mo,i, sa hulihan
pusong hingalo,i, umoouang,
na cun hininga,i, mapatdan,
ang liuanag mo,i, sungmilang,
at sa camay mo,i, macamtan
ninanasang capalaran.

*Virgeng Ina,i, cami, etc.*

Aloningning na titingnan,
sa mataas mong tahanan,
sa ngalan mo,i, tatacbuhan
nang tauong macasalanan,
houag lamang maramdaman
ningas cahiraphirapan.

*Virgeng Ina,i, cami, etc.*

Ang manga may cabanalan,

tolong mo,i, inaasahan,
at dating na-aalaman,
nang sa tocsong calacasan,
ampon mo,i, houag maliban
at sa manto mo,i, socoban.

*Virgeng Ina,i, cami, etc.*

Mapapalad calolouang
na sa Purgatorio,i, tahan,
sa iyo,i, pinalalag-yan
nang ningas ang catapusan,
at sa aua mo,i, macamtan
malipat sa calangitan.

*Virgeng Ina,i, cami, etc.*



# ICALAUANG ARAO.

*Pagmumul-án ang lahat para nang unang arao, at saca babasahin ang nasusunod dito na*

## PAGNINILAY.

MARÍA NA MAPANG-ALIU SA NAÑGALULUMBAY AT NAGPIPIGHATI.

Malasmasin, calolouang cristiano, na ang pinangagalingan nang lahat mong calumbayan at capighatian, ay ang di nangyayari sa iyo ang lahat, para nang nasa mo. Doon nagmumula ang pagdarais na nacahihirap sa loob mo, na nacaiimpis sa puso, at nacauauala nang catahimican mo; ang di pagcacasundo, at pagsisirang puri sa capoua tauo, na iquinahihirap at iquinamamatay sa iyo. Datapoua,t, tantoin mo, na ang caibig-ibig na pamamahala nang Dios, ay nagpapahintulot nang gayon, at sa cagalingan mo nga. Ang casalanan mo,i, ang dahilan niyaong lahat; tingnan cun macailang minura mo,t, hinalay ang may capal sa lahat, at maquiquilala mo nga ang

catouiran nang paglaban sa iyo nang lahat nang bagay na umuusig sa iyo. ¡Ay! ¿Cun iyong pacamulaying totoo ang lahat nang ito, ay saan di maguiguing magaan ang lalong mabigat at mahirap? Matouid nĝa ang uiuicain mo: «nagcasala aco, at dipa aco guinanti ayon sa aquing carapatan.»

Itinĝala mo, caloloua co, ang iyong mata, at tingnan ang catibayan nang loob ni María sa pagtitiis nang lahat na capighatian, na iquinahirap nang caibig-ibig niyang puso sa santang Pasion nang caniyang mahal na Anac; ¿saan di maguiguing magaan ang anomang hirap, cun tingna,t, panularan mo siya sa caniyang pagdaralita? Isipin pa ang malubay na calooban niya sa paghanĝo sa manĝa capiitan sa lahat na mauilihin sa caniya, at umasa ca nĝa na hahanĝoin ca rin sa lahat na capanĝaniban at cahirapan, ó bibig-yan ca nang matibay na pagtitiis, sa pagdaralitang malubay niyaong lahat, ayon sa calooban nang Dios.

## PANALAÑGIN.

Cataas-taasang Panĝinoong mapagalaga sa lahat, na sa iyong panĝanĝalagang catamistamisan, nangagaling ang anomang cahirapan, at nang lalong luminis, at lalong marapat ang manĝa pinili mo; aliuin mo aco, Amang malologdin; tubsin mo aco sa manĝa cahirapan na namomohos na parang bahá, hangang sa cataimtiman nang aquing caloloua, at nang houag maguing dahilan sa pagtalicod sa iyo; datapoua,t, cun loob mo rin ang aco,i, mag-uri sa apoy nitong manĝa cahirapan, ay maquilala aco man lamang sa mahal mong caliuanagan, nang malaquing halaga nitong manĝa caloob mo, at parusang catouiran sa manĝa sala co sa iyo; mangyari namang damdamin co sila sa lubos na pagtitiis, at macamtan co sa pagdaralita noon ang catahimican nang iyong manĝa lingcod, luminis aco sana sa lahat cong libag, at ipaquibilang sa mana nang manĝa mapagdalita.

At icao, Inang maauain, at matapang

na babaye, na sa lubos na caibigan at catapangan ay dinalita mo ang di mabilang na hirap, na dahil sa aquin ay tiniis nang malulugding mong Anac, ay aliuin mo ang caloloua co, sa isang dalisay na pagtitiis na quinacailangan sa pagbabatang malubay nang lahat na capaitan na caloob sa aquin nang cagalingalingan sa lahat, sa icagagaling co.

At sa pagca marami nga ang inaliu mo na manga mauilihin sa iyo, at inaagao mo sa canilang manga capighatian, ipagcaloob mo naman sa aquing caloloua ang sang-gayong caaliuan, cun siyang icapagpupuri sa mahal mong Anac, at saca ang aquing hiling na ninanasa co, alang-alang sa mahal mong Novena. Amén.

*Dito,i, magdarasal nang tatlong* Ama namin, *at* Aba Guinoong María, *para sa unang arao.*



# ICATLONG ARAO.

*Pagmumul-án para nang sa unang arao, at saca babasahin itong nasusunod na*

## PAGNINILAY.

### MARÍA NA MAPAG-ALIU SA NAÑGABIBIHAG.

Pagbungcalin mo, calolouang cristiano, ang catigasa,t, cabigatan nang tauong nabibihag. Uala sa caniyang bayan, hindi nacalalacad, at uala rin sa tam-is na casamahan nang caniyang magulang at caibigan; dinadalita sa isang masiquip na cárcel ang bigat nang manĝa grillos at tanicala: ang hirap ay ualang pahinĝa at uala nang igaganti sa caniya, cundi isang mabanĝis at maraual na tinĝin nang mabagsic niyang Panĝinoon. ¡Daming luha ang namamalisbis sa mata, dahil sa caual-an nang ari! ¡Daming pagbobontong hininĝa ang nangagaling sa puso, macabutao lamang sa caniyang cahirapan! Datapoua,i, isipin mo, calolouang cristiano, na cun icao,i, nasa casalanang mortal ay matigas pa sa nabibihag ang

caalip-nan mo, nauaual-an ca nang caibig-ibig na pagcacasondo sa Ama mong Dios, nang calogod-logod na pagcacasama sa mañga Ángeles at santos na mañga catoto niya, at nang malubay na pagcaturing Anac nang Dios: napipiit ca sa mañga tanicala nang mañga asal mong masasama, sa cadilimdilimang cárcel nang demonio: mabigat at ualang pahiñga ang hirap mo, at uala cang hihinting ganti, cundi ang paghihirap na ualang catapusan; at sa gayong capañganiban, ¿natotoua,t, nagtataua ca? Laqui nang iyong caololan!

Itiñgala ang iyong mañga mata diyan sa marilag na Señora, tingnan ang daming nahahañgo sa caalip-nan sa camorosan, alang-alang sa mahal niyang saclolo; ang dami namang nahahañgo sa caalip–nan nang demonio, at masid nang mañga marurunong, na ualang macapagcamit nang aua sa pagcahañgo sa caalip-nan nang casalanan, cundi sa tolong niya; caya lumapit ca sa totoong asa sa caniyang pagca maauain, at hiñgin mo, na aliuin niya ang mañga cristianong

naghihirap sa mang̃a cárcel sa camorosan, at big-yan ca naman nang totoong pagcaquilala sa caalip-nan nang casalanan, at isang lubos na pagsisisi sa paguaualat nang caniyang mang̃a tanicala, at nang macamtan mo ang mapalad na paghahadlica nang mang̃a Anac nang Dios.

## PANALAÑGIN.

Maauaing mananacop nang aming mang̃a caloloua, yayamang sa lubos na pagsinta,i, ibinuhos mo ang iyong mahal na dugo sa pagtubos sa canila sa caalip-nan nang demonio, at pinapaguing dapat mo sa mataas na lagay nang mang̃a Anac nang Dios, ay tub-sin mo ng̃a ang caaba-abaan cong caloloua sa caalip-nan ni Satanás; hang̃oin mo sa maraual na tanicala nang caniyang mang̃a casalanan, at aliuin mo sa mahal na caloob nang pagca Anac mo, at cun macauala sa tanicala nang mabang̃is na caauay, ay ualang isipin cundi ang sa paglilingcod sa camahalan mo, at icao ng̃a ang tunay at totoong Pang̃inoon niya.

At icao marang̃al na Ina at macapangyarihang naquisacop sa amin, na sa pagtubos sa lahat ay ibinigay mo sa mundo ang di mahalagahang Tesoro; aliuin mo ang mang̃a naghihirap sa caalip-nan sa camorosan, yayamang madalas nang̃ang nangyari sa iyo ang gayong aua, na cun sila,i, matapos sa canilang pagcapiit, ay macatupad sila nang lahat na ipinang̃aco sa mahal na pagbinyag: tub-sin mo naman ang aquing caloloua sa caalip-nan nang demonio, na caauay mo; ilipat mo sa mapalad na lagay nang mahal na gracia, at nang sa casamahan nang totoong mang̃a Anac mo, macapaghayin nang mang̃a haying maliab at masuyo; toloy namang aliuin mo aco sa pagcacamit nang ninanasa co, alang-alang sa mahal mong Novena. Amén.

*Dito,i, magdarasal nang tatlong* Ama namin *at* Aba Guinoong María, *at ang iba,i, para sa unang arao.*

# ICAPAT NA ARAO.

*Pagmumul-án para nang sa unang arao, at saca babasahin ang nasusunod na*

## PANINILAY.

MARÍA NA MAPANG-ALIO SA NAÑGAGLALAYAG.

Pag-isip-isipin mo, calolouang cristiano, na samantalang ang tauo,i, na sa dagat ay nagagangan ang buhay niya sa maraming capanganiban; ang marupoc na sasac-yan, ang ualang liuag na masunog, ang caculangan nang cacanin, at ang iba,t, ibang bagay: bucod dito,i, mararagdagan pa nang hirap sa casam-án nang isang panahon; cun magca gayo,i, ibig nang hangin anaqui, masira ang sasac-yan; sa golong nang manga daloyong anaqui, ibig siya,i, malubog; at ang cadiliman nang langit, ay parang tumutulong sa casiraan niya: dito nga ang paguaual-ang hininga nang lalong matatapang; ang pagca sira nang loob sa nahaharap na camatayan, at ang pagsigao at pagdaying sa mahal na Señor, at siya

nĝa lamang ang nacapag-aadya sa canila sa gayong capanĝaniban. Diyata,i, tingnan mo, calolouang cristiano, na ito ring manĝa capanĝaniban ang madalas nangyayari sa loob mo: ang caloloua mo,i, parang dauong na lumalayag sa dagat na masuclam dito sa mundo; marami ang manĝa bag-yo na itinatalaga nang caauay na demonio, mangyari lamang masira sa manĝa hanĝin nang manĝa tocso; at ang manĝa alon na catacot tacot nang iyong manĝa ugaling masasamá, ay ibig nĝa ang malubog siya.

¡At sa gayong caraming capanĝaniban, ay natotoua ca, nalilibang ca, at di tumatacbo sa saclolo nang Dios! ¡O caualan nang loob!

Diyata,i, imulat ang iyong manĝa mata, isipin ang capanĝaniban, itaas ang iyong puso sa Dios, at tuminĝin ca sa bitoing mapang-aliu si María, pacabuhayin ang iyong asa, at sa banayad niyang hilaga ay di sasala ang caaliuan mo; alaalahanin ang masiglang aliu niya sa caniyang manĝa mauilihin na tumatauag sa caniya, cun bumabag-yo; at houag

magdilidili na gayon din ang gagau-in sa iyo cun tumauag sa pinto nang caliuan niya, ipatatahimic niya ang tanang bag-yo at nang macasapit ang dauong nang buhay mo sa caloualhatian at lalauigan nang Langit.

## PANALAÑGIN.

Mapaparati at di mag-iibang Pangìnoon, yayamang binabago mo ang lahat nang bagay, at icao lamang ang di nababago, at sa utos mo,i, tungmatahimic ang hangin at dagat: pacapiguilin mo ang cabilisan nang mañga hangin na nacababanga sa biray nang caloloua co: ipatahimic mo ang magolong na daluyong nang aquing mañga caibigan, na macalulubog sa caniya, at sa tulong nang macapangyarihan mong cagalingan, ay maghorong aco sa buhay na ito sa banayad na hangin, hangang macasapit sa lalauigan nang Langit.

At icao, Inang maauain, bitoin sa caragatan, at hilagang mahusay nang naglalayag, yayamang marami ang inaliu mo na napaampon sa iyo sa mañga bag-

yong pinagdaanan, houag ipaorong ang caaliu-aliu mong saclolo sa manga naghihirap sa gayong manga capiitan. At sa pagca ang caloloua co,i, nababanga sa manga bag-yong lub-hang mapanganib, ipagcaloob sa aquin ang aliu nang iyong caliuanagan; ipatahimic ang mabilis na daluyong na nag-aanod sa caniya at cun aco,i, tumingala sa hilaga nang caibig-ibig mong muc-ha, ay maghorong na mahusay, hangang sa maguing dapat magcamit nang catahimicang ualang catapusan: at nang macamtam co ito,i, ipagcaloob mo sa aquin ang ninanasa cong saclolo dito sa Novena. Amén.

*Dito,i, magdarasal nang tatlong* Ama namin *at* Aba Guinoong María, *at ang iba,i, para nang sa unang arao.*



# ICALIMANG ARAO.

*Pagmumul-án para nang sa unang arao, saca babasahin ang nasusunod na*

## PAGNINILAY.

### MARÍA NA MAPANG-ALIU SA MAÑGA MAY SAQUIT.

Pacaisipin, calolouang cristiano, ang tantong pagca dapat na maaua, at mahambal sa tauong may saquit: nararatay sa hihigan, hindi ibig cumain, at di rin nalalasahan ang quinacain, naghihirap sa mang̃a saquit, at ualang sucat icatoua: ang mang̃a caibiga,i, quinalulupitan niya: ang mang̃a toua,t, calibang̃an, nacalulumbay sa caniya. Caya, sagana man siya sa lahat nang bagay dito sa lupa, ay pinanaghilian niya ang lagay nang tauong salanta, cun pagmasdan niya,i, malacas. ¡Oh caual-ang tibay nang mang̃a lamang bayang dito sa lupa! Gayon

ma,i, imulat ang manḡa mata nang iyong pananampalataya, at maquiquita mo nḡa na ito rin ang nangyayari sa calolouang na sa casalanan.

Nararatay sa hihigan nang casalanan; di nacacagaua nang anomang sucat icagagaling nang caniyang caloloua; dinodouay ang manḡa bagay sa Lanḡit; naiinip sa manḡa naghahatol sa caniya nang gamot, at uala rin naquiquitang catouaan at calasahan sa manḡa cacanin nang caloloua. ¡Hirap na di mapapag-isip nang tauo! ¡Anong bigat nang iyong cabulagan, na naghihirap ca sa saquit nang catauan at di mo inaanomana ang saquit nang caloloua! Diyata,i, quilalanin mo, calolouang cristiano, ang iyong caual-an, at itaas ang puso mo cay María, at sa tulong niya,i, macacamtan mo ang liuanag sa pagquilala nang saquit nang caloloua mo, at ang manḡa gamot sa caniyang icagagaling. At cun sa aua at aliu niya, ay marami ang gumaling sa saquit nang catauan dahil sa pagtauag sa caniya, ay umasa ca naman, na cun marapat, ay ipagcacaloob din sa iyo ang

gayong caaliuan. At cun hindi,i, pacacamtan din sa iyo ang lubos na pagtitiis, na dahilan doo,i, ang hirap nang saquit mo, ay maguiguing paquinabang mo rin.

## PANALAÑGIN.

Catamistamisang Jesus, Mangagamot na maauain nang aming mañga caloloua, yayang naparito ca sa mundo sa paggamot sa aming mañga sugat, tingnan mo, Pañginoon co, ang pagcacasaquit nang aquing caloloua, dahilan sa casalanan, na pati buto (mañga cabanalan baga,) ay sinira: gamotin mo siya nang mahal mong gracia, at nang mag-uli sa dati niyang lacas; macalasa,t, macanamnam nang mañga naoocol sa caloloua, at magcamit nang isang lubos na pagca galing na macahupa nang cagalitan mo, at gomaling pa sa mañga casaquitan nang catauan dahilan sa casalanan cun siyang icatotoua mo: cun hindi big-yan mo aco nang mahal mong gracia sa pag-ayon sa mahal mong calooban.

At icao, marangal na Ina, cagamutan at caaliuan namin, na ibinigay mo sa mundo ang lunas na gamot sa lahat na casaquitan niya, yayamang marami ang inaliu mo sa manga casaquitan nila alang-alang sa mahal mong larauan ay macaquita naman aco nang mahal mong caaliuan, na aquing quinacailangan sa pag-galing sa aquing manga caramdaman, na nacahihirap sa aquing caloloua, at sa lahat nang damdam nang aquing catauan, cun siya,i, maoocol sa mahal mong capurihan, at pati nang sa Anac mo; tuloy namang ipagcaloob mo ang ninanasa co, alang-alang dito sa mahal mong Novena. Amén.

*Dito,i, magdarasal nang tatlong* Ama namin, *at* Aba Guinoong María, *at ang iba,i, para nang sa unang arao.*



# ICAANIM NA ARAO.

*Pagmumul-án para nang sa unang arao, at saca babasahin ang sumusunod na*

## PAGNINILAY.

### MARÍA NA MAPANG-ALIU SA NAGHIHIÑGALO.

Malasmasin mo, calolouang cristiano, na ang lalong cahirap-hirapan dito sa mundo, ay ang paghihingãlo nang tauo, sa pagca ang catauan ay uala nang lacas; ang mangã antac ay totoong laqui; ang mangã sancap nang catauan at ipinangyayari nang caloloua,i, mahihina na; at uala ring capangyarihan sa dati nilang catongcolan; ang lahat ay hirap at capaitan, dahilan sa maiiuan niyang pilit ang lahat na iniibig dito sa mundo; dahilan sa maquiquita niyang maliuanag na cacaonti lamang ang napaquinabang sa cahabaang panahon na caniyang sinira: dahilan sa papasoc na siya sa buhay na ualang catapusan, at doo,i, ma-

quiquinabang nang ucol sa manĝa gaua niyang magagaling ó masasama: at dahilan naman sa manĝa pagbaca sa caniya nang demonio, na dahil sa matatapus na ang panahon niya,i, nagpipilit na magpatiuacal ang caloloua, at mapahamac na ualang hangan. ¡Oh caloloua! ¡Ay ang catacot-tacot na sandali na pangagalinĝan nang ualang catapusang palad na magaling ó masama! Pacaisipin mo, na darating ca rin sa sandaling ito, at hindi mo na-aalaman cun cailan. Diyata, calolouang cristiano, imulat ang iyong manĝa mata, ilayo ang puso mo sa manĝa lamang bayan dito sa lupa, na hindi rin macatutulong at bagcus macahihirap sa iyo sa oras na yaon; tuloy namang magpacapilit cang humingi sa gayon ding oras nang tulong nang Panĝinoong Dios, nang macamtan mo ang tagumpay sa caauay mo. Magpilit cang paampon sa Inang maauain, at siya nĝa ang babaying matapang na bumasag nang ulo nang Dragón na si Lucifer; at siya rin ang calasag na macapag-aadya sa manĝa putoc, at manĝa carayaan niya;

at sa mahal na ampon nitong maauaing Ina, ay di ca matatalo nang manğa tucso nang demonio, at bagcus magtatagumpay ca, at ihahabiling mahusay ang caloloua mo sa camay nang mahal niyang Anac.

## PANALAÑGIN.

Catapang-tapanğang Dios at Panğinoon nang manğa pagbabaca, yayamang uala isa mang macapag-uagui sa manğa caauay, cundi sa tulong mo,t, capangyarihan ay caauaan mo ang manğa inuusig nang demonio sa oras nang canilang paghihinğalo, na ibig ihulog sa infierno; houag mong itulot, na ang iyong manğa caauay ay magtagumpay sa mahalaga mong dugo, bagcus big-yan mo nang lubos na catibayan nang loob ang tauong naghihinğaló, at nang cun sa tulong mo,i, magtagumpay, ay ihabilin naman ang malinis na caloloua niya sa mahal mong camay: at ipagcaloob mo sa aquin nğayon, ang maparati sa aquing alaala yaong catacot-tacot na sandali nang camatayan, at umilag aco sa lahat na

masama; at nang houag acong matalo nang demonio, ay papaguing dapatin aco sa mahal mong tulong.

At icao, Inang mapang-aliu at matapang na babayi, yayang sa pañgalan mong catamistamisan ay tumatacbo at lumalayo ang mañga demonio; amponin sa aua mo ang mañga naghihiñgalo, at cun lumayo ang caauay, na umuusig sa canila, ay mag-auit nang pagtatagumpay sa tulong mo; at tuluñgan mo aco ñgayon sa pagcacamit nang totoong pag-ibig sa mañga cabanalan, at cun aco,i, manatili sa canila, sa matitira pang buhay, ay macamtan sa oras nang camatayan co ang caaliuan sa mahal mong pagharap; at cun macapag-uagui sa demoniong caauay, ay ipaquibilang co sa lahat na nasa caloualhatian nang Langit. Cun maguiguing dapat naman, ay ipagcaloob mo sa aquin ang hinihiling co dito sa Novena. Amén.

*Dito,i, magdarasal nang tatlong* Ama namin *at* Aba Guinoong María, *at saca ang iba,i, para nang sa unag arao.*

# ICAPITONG ARAO.

*Pagmumul-án para nang sa unang arao, at babasahin tuloy ang nasusunod na*

## PAGNINILAY.

### MARÍA NA MAPANG-ALIU SA MAÑGA MACASALANAN.

Pacatantoin, calolouang cristiano, na ang mañga sabi na mañga cahirapan, ay caya cahirapan, sa pagca ang pinangagalingan noon, ay ang casalanan. Ang casalanan ñga ang totoong casam-an, sa pagca siya ang iquinauauala sa atin nang isang Dios. Ang caloloua dahilan sa gracia, ay Templong buháy na tinatahanan nang Dios: siya,i, Esposa nang Espíritu Santo, caibigan ni Maríang casantosantosan, nang mañga Ángeles at Santos, at camana nang Caharian nang Lañgit: datapoua;t, mauaual-an siya nitong lahat na cagalingan dahilan sa casalanan: mauauala sa caniya ang pag-ibig nang

Dios; ang mañga biyaya nang Diōs Espíritu Santo; maguiguing alipin nang demonio; matatalaga sa infierno, caauay nang Dios, nang mahal na Virgen, at nang mañga Santos; at cun sa mata nila, ay lalong maitim, lalong mahalay, at mabaho sa catauang buloc nang isang patay sa mata nang mañga tauo. ¿Ay ano,t, cumacain, natutulog, at nagpapaguinhaua ca, calolouang Cristiano? ¿Ano,t, natotoua ca sa lagay mong iyan na caabáabá? Nag-iiyac ca dahilan sa camatayan nang catauan, at gayong calaqui ang tigas nang loob mo, na dahilan sa camatayan nang iyong caloloua,i, iisa mang luha ay di tumulo! ¡Oh caololang ualang husay!

Quilalanin mo, calolouang cristiano, ang iyong cahinaan; humiñgi ca nang cagamutan cay María, at cun sa sabi nang mañga Santos, na ang muc ha niya lamang niyong siya,i, buháy pa ay nacapagbibigay lacas sa tumitiñgala sa caniya, ay ñgayong nasa Lañgit na, ay ¿saan di lalalo doon ang caniyang mañga aua? Uica nañga nang mártir na si S. Ignacio,

na sino mang macasalanan ay hindi magcacamit cagamutan sa caniyang caloloua cundi sa tulong at ampon niya. Caya dungmolog ca na sa caniyang caauaan, sa boong asa, na sa baras nang caniyang capangyarihan ay masusugatan din ang bató nang iyong puso, nang masigalbo ang bucal nang pagsisisi, sa paghugas nang casalanan mo.

## PANALAÑGIN.

Maauaing Ama, at caibig-ibig na Mananacop nang mañga caloloua namin, yayamang ang nasa at calooban mo ay ang pagsira nang casalanan, sa malaqui cong asa,i, tungmatauag sa iyo parang anac na salaola: nagcasala aco sa iyo sa harapan mo rin, sinira co ang mañga cabanalan na ipinamuti mo sa aquing caloloua. Pocolin mo, Amang maauain, ang aquing puso sa malubay na lacas nang iyong sinta, nang mahugasan co ang aquing mañga libag sa totoong pag-iyac, at nang masaoli sa aquin ang maputing bihisan nang mahal mong gracia, at ang

mahalagang singsing nang mang̃a biyaya at cabanalan.

At icao, Ina nang boong aua, at lubos na inaasahan nang mang̃a macasalanan, yayamang hindi macauauala sa casalanan ang sinoman, cundi sa tolong mo, sa boong puso,i, tumatacbo aco sa iyong pagca maauain, at sa mahal mong tolong ay inaasahang co ang caaliuan nang liuanag mo sa pagquilala nang cabigatan nang aquing casalanan, at nang aco,i, macapagbalic loob sa mahal mong Anac; at yacapin cong totoo ang lahat na cahirapan, gumaua pa nang boong icapagsisisi co sa aquing mang̃a casalanan, at macamtan co naman ang aquing hinihing̃i dito sa Novena, cung maoocol sa cagaling̃ang co. Amén.

*Dito,i, magdarasal nang tatlong* Ama namin *at* Aba Guinoong María, *at ang iba,i, para sa unang arao.*

# ICAUALONG ARAO.

*Pagmumul-án para nang sa unang arao, at babasahin tuloy ang nasusunod na*

## PAGNINILAY.

MARÍA NA MAPANG-ALIU SA MAÑGA BANAL.

Pag-isipin mo, cololouang cristiano, ang camahalan at pagcadapat nang lagay sa gracia. Ang tauo sa lagay na ito,i, naguiguing anac nang Dios, capatid ni Jesus, esposong irog nang Espíritu Santo, Simbahang tahanan nang Santísima Trinidad, casama nang mañga Santos, at bocod na caibigan nang ating Dios; sa lagay na ito,i, naguiguing magaan sa caniya ang pagsunod sa otos nang Dios, at malubay ang caniyang pamatoc. Ano pa ñga,t, ang tauo,i, sa lagay na ito,i, naguiguing camana nang caharian nang Lañgit. ¡Oh ualang casinghalaga na caauaan nang Dios! ¡Oh cagaliñgang ualang icalaua! ¡Oh camahalang

ualang catapusan! ¿Sino ang tauo, mahal na Ama, at ipinalagay mo sa caniya ang puso mo,t, sinta, at pinapaguiguing dapat pang magcasing-isa sa iyo? ¡Oh cabulagan nang mundo, at ang iniibig ay ang cagalingang ualang cabolohan at madaling matapos, at ang cagalingang mapaparati ay di inaalomana!

Imulat ang iyong mata, calolouang cristiano, at quilalanin mo ang camahalan nitong cayamanan nang gracia; ingatan mong totoo, at mag-ingat ca, baca sa capabayaan mo,i, mauala. Tantoin mo, na ang demonio, sa manga daya niya, ay ibig siyang macuha: ibig ding macuha nang mundo sa masama niyang pasonod, at ibig namang macuha nang catauan mo, sa casam-an nang manga caibigan niya; at nang houag cang magunao sa manga casam-ang asal mo, ay magpilit cang tumacbo,t, pasaclolo cay María. Cay María nga, ayon sa sabi nang manga Santos, inilagay nang totoong may capangyarihan, ang manga biyaya nang gracia at nang gloria: diyata,i, pacatibayin mo ang iyong asa sa saclolo niya, at

sa tolong niya ñga, ay mapaparati cang tahimic sa mahal na gracia, at saca pupurihin mo siya doon sa Lañgit.

## PANALAÑGIN.

Masintahing esposo nang mañga caloloua, at mapangalagang maliab nang iyong caloualhatian, yayang ang nasa mo,t, pag-ibig, ay ang lumaqui sa mañga banal ang ilao nang mahal mong gracia, hangang sa lubos na caliuanagan; sa pagca natatanto mo ang aquing cahinaan sa paglaban sa mañga caauay, na nag-iibig umagao sa aquin nang Tesorong ito, at masauata ang caniyang pagsulong sa cabanalan, ay houag ipahintulot, Amang maauain, ang pagtatagumpay nang iyong mañga caauay, at ang pag-agao nang catouiran na sa iyo natatapat, bagcus bigyan ang caloloua co nang caliuanagan at gracia, nang cun maquilala co ang landas nang mahal mong buhay, ay sundin cong lahat, at houag lumalo sa torloc nang mahal mong caotusan, hangang

macasapit sa lubos na caliuanagan nang Gloria mo.

At icao, Inang maauain, caaliuan nang mañga banal, na sa calaguitnaan nang mañga cahirapan nang iyong Anac, ay ipinalagay ca sa caniyang caibigang discípulo, na Ina nang mañga banal; gauin mo sa aquin ang catongcolang Inang maauain, at ipagcaloob mo sa aquin ang caaliuan mo,t, pagsama, nang houag matalo, ang caloloua co nang mañga caauay, na nacalilibot sa caniya: pacamtan sa aquin ang bendición nang mahal mong Anac, at cun papanatilihin co ang aquing puso sa paglilingcod sa caniya, macamtan co ang pagpaparati sa sinta sa caniya, hangang macasapit sa buhay na ualang hanga, na sa casamahan mo,i, purihing co siya sa Lañgit, at saca naman pacamtan sa aquin ang caloob na hinihintay co dito sa Novena. Amén.

*Dito,i, magdarasal nang tatlong* Ama namin *at* Aba Guinoong María *at ang iba,i, para nang sa unang arao.*

# CATAPUSANG ARAO.

*Pagmumul-án para nang sa unang arao, at saca babasahin ang nasusunod na*

## PAGNINILAY.

MARÍA NA MAPANG-ALIU SA MAÑGA CALOLOUA SA PURGATORIO.

Pacaisipin mo, calolouang cristiano, ang catacot-tacot na pagca Justicia nang Dios na ipinaaninao doon sa Purgatorio. Napaparusahan doon, hindi ang manga calolouang caauay nang Dios, at ito,i, sa infierno pinarurusahan, cundi ang manga calolouang catoto,t, caibigan, at manga esposang liyag nang Dios din. Ang lalong mataas na isip nang tauo, ay hindi macaquiquilala nang catacot-tacot na paghihirap nila doon.

Ang apuy, ay gayong catigas at buháy, na cun ipapara doon ang sa mundo, ay parang anino lamang. Ang quinala-

lag-yan nila, ay madilim na madilim: ang baho,i, di matiis; anopa, ang lahat na pasaquit, manga saquit, antac, at cahirapan dito sa mundo,i, ualang cabolohan, cun ipapara sa lalong caunti-untiang hirap sa Purgatorio. Ang nacapagbibigay pang hirap sa canila, ay ang di sila macahaharap pa sa Pañginoong Dios na iniibig sa totoong puso. Cun sa buhay na ito,i, ang paglayo lamang sa caibigan ay nacapaghihirap sa tauong may sinta, ay ¿anong cahirapan at capighatian ang di mararamdaman niyaong mañga calolouang caabaaba, samantalang di nacaquiquita nang muc-ha nang Pañginoong Dios, na siya ñga ang totoong caloualhatian? Isipin pa, na ang dahilan nitong cahirapan nila, ay ang casalanang mortal ó venial na ipinatauad man datapoua,i, di pa ipinagcacauas nang boong cauas dito sa lupa. ¡Laqui aya nang iyong caololan, cun aayao cang magdusa nang munti, marami man ang guinaua mong casalanan, at ualang liuag sa iyo ang pagcacasala nang maraming venial, na iyong pagbabayaran sa gayon cahirap-

hirapang dusa! ¡Oh caual-ang loob! ¡Di ca macatitiis nang caunting hirap, at guinagaua mo touina ang pagbabayaran mo nang malaquing cahirapan!

Quilalanin mo, calolouang cristiano, ang calac-han nang isang casalanan; magingat ca at matacot; lumagay sa ilalim nang mahal na saclolo nitong marangal na Reina, nang macamtan mo ang caaliuan nang manga aua niya sa paglayo sa casalanan, at magcamit nang capatauaran sa manga nagaua mo na. Maaua ca sa manga calolouang naghihirap; magtica ca, na gagauin mo ang macacayanang gauang magaling, nang sila,i, guminhaua sa cahirapan; at mag-amoamo ca sa mahal na Señora, na patolongan sila sa caniyang Anac sa malaqui niyang capangyarihan, at nang macamtan nila ang paghango sa manga cahirapan, at ang pagpasoc sa caloualhatian nang canilang esposo doon sa Langit.

## PANALAÑGIN.

Catouidtouiran at masintahing Dios, na sa tapat na pagtimbang mo,i, pinarurusahan ang mañga paubaya nang mañga iniibig mong esposa, sa isang hirap na calunoslunos; ipahopa mo sa mahal mong sinta,t, caauaan ang catigasan nang iyong pagca Justicia, at cun siya,i, mabayaran nang tapat na caucuIan, ay macamtan nang mañga esposa mo ang mapalad na paquiquisama sa iyo. At big-yan ang caloloua co ñgayon nang totoong pagquilala sa iyong pagca Justicia, at nang lumayong totoo sa lalong caonti-ontian na pagcacasala, at sa lubos na catouaan, ay magdalita nang lahat na cahirapan, na dumarating sa caniya sa buhay na ito, alang-alang sa sinta mo, at cun maurian ang aquing caloloua ay houag mahadlangan nang anoman sa paquiquisama sa iyo sa Langit.

At icao, Ina nang aua, at caaliuan nang mañga nasasalatan, aliuin mo ang iniibig mong mañga anac at esposas nang

Anac mo: ipaquibilang ang mangã mahal mong carapatan sa caculangãn nila, at ang iyong mangã saquit at capighatian sa canilang utang pa at nang macaaquiat na madali sa Langĩt, pacamtan mo naman sa aquin ang isang maningãs na aua, na sa pag-gaua at pagdaralita co, alang-alang sa Dios, ay maisban ang canilang hirap, mauala aco sa pagcacasala, at macabayad sa mangã utang co, at cun aco,i, mamatay sa isang maliab na sinta sa caniya, ay macamtan cong agad ang caloualhatian sa Langĩt; at cun hindi macalalaban sa bagay na ito, ay pagcalooban aco nang caaliuan na hinihingĩ co sa mahal mong Novena. Amén.

*Dito,i, magdarasal nang tatlong* Ama namin *at* Aba Guinoong María, *at ang iba,i, para sa unang arao.*



MAÑGA TOUANG DALIT

NA PAGPUPURI

# SA MAHAL NA CINTAS

NI SAN AGUSTÍN NA AMA NATIN.

**Estrivillo.**

Aba milagrosang Cintas
Cintas na cahalac-halac.

*Mahal na pamuti,t, hiyas*
*nang Virgeng Inang marilag.*

Hangang sa unang nagbuhat
ang tanang manga Profetas,

manga Santos Patriarcas
at Apóstoles na lahat
nañgagbigquis din nang Cintaᵃ,
¡laqui aya niyang taas!

*Mahal na pamuti,t, hiyas, etc.*

Sa ga tila pañgañgarap
si San Jua,i, quinaosap
sa lumingo,t, nang mabatyag
ay si Jesus ang caharap,
damit ay caningasningas,
Cintas na guinto ang panabat.

*Mahal na pamuti,t, hiyas etc.*

Minsang hating gabing tapat
ay nagsi paquitang hayag
sa isang Prior na mapalad

madlang Ángel na masinag,
abito,i, parang busilac
at para-parang may Cintas.

*Mahal na pamuti,t, hiyas etc.*

Capangyarihan mo,t, lacas
sa isang mundo,i, natatanyag
ang elementos na apat
songmosonod ualang liuag,
dilang panganib at hirap
pinapapanao nang Cintas.

*Mahal na pamuti,t, hiyas etc.*

Sa pagbabaca,i, talastas
matibay ca n̄gang calasag
nang man̄ga Cofradeng lahat,
na sa iyo,i, naghahauac

nagsisipanalong agad
alang-alang din sa Cintas.

*Mahal na pamuti,t, hiyas etc.*

Panonocsong ualang licat
nang demoniong mapangahas
sa tauo at nang mabihag,
nang sa infierno,i, ilacpac,
ay nalalayong di palac
cun calasaguin ang Cintas.

*Mahal na pamuti,t, hiyas etc.*

Isang lalaquing nalagmac
sa paniboghong dahilan
asaua,i, tinagang cag-yat
tangca,i, dugo,i, isambulat,
nguni,t, nasira ang tabac

ang tinamaa,i, ang Cintas.

*Mahal na pamuti,t, hiyas etc.*

May isang Cofradeng nayag
sa tocso nang diablong sucab,
na siya,i, magbicting agad
sa utang di macabayad,
mana,i, nang tutupding agad
siya,i, hinila sa Cintas.

*Mahal na pamuti,t, hiyas etc.*

Marami nangang naghirap
babaeng magsipanganac,
ang pagsipot ay maliuag
buhay pa,i, halos mautas,
at nanganac ding mapalad
capag nagbigquis nang Cintas.

*Mahal na pamuti,t, hiyas etc.*

Dulangan nang guinto,t, pilac,
manga diamante at perlas,
manga mutiang maquiquisap,
ay ari-ariang hamac
cun doon ipaquitulad
sa cayamanan nang Cintas.

*Mahal na pamuti,t, hiyas etc.*

Ualang bilang, ualang ulat
ang lahat na indulgencias,
manga Jubileong ganap,
at boong pagpapatauad,
pauang caloob na lahat
nang Santo Papa sa Cintas.

*Mahal na pamuti,t, hiyas etc.*

Madla nga ang nasasangag
calolouang nasasambat

nang laqui nang paghihirap
sa Purgatorio,i, di lutas,
ang canilang pagcacauas
alang-alang din sa Cintas.

*Mahal na pamuti,t, hiyas etc.*

Aba milagrosang Cintas,
Cintas na cahalac-halac.
*Mahal na pamuti,t, hiyas*
*nang Virgeng Inang marilag.*

**FIN.**